**MAY SILBI PA BA ANG TULA?**





# MAY SILBI PA BA ANG TULA?

inihanda ni
Andang Juan

# Nilalaman





DLSU-D at UPLB. Ang mga tula naman niya ay nailimbag na sa Pinoy Weekly at Montaggio, gayon din sa Espasyo Zine (ng Espasyo Siningdikato), na kanya ring pinamatnugutan. Mababasa rin ang iba niyang tula sa *Ipuipo sa Piging*, antolohiya ng mga tulang tinipon ni Abet Umil. Naipaskil rin ang kanyang tula sa "Nasaan?" (eksibisyon hinggil sa karapatang pantao) ng UGATLahi Artist Collective noong Disyembre 2010.

Abala rin si Kel sa pag-iimprenta ng mga chapbook. Katuwang niya ang visual artist na si Caloy Gernale sa paglalathala ng mga chapbook na *Patalastas* (2009), *Goto Elbi* (2009), at *Ako Ang Diyos: Mga Tula Mula Tagaytay Hanggang Tejero* (2010).

Ang magazine at librong nabanggit ay hindi mabibili sa mga sikat na bookstore.

Mababasa ang mga sanaysay ni Kel sa andangjuan.blogspot.com; ang mga tula nama'y sa nunalsamukha.blogspot.com.

Umugnay:
nunalsamukha@rocketmail.com
facebook.com/andang.juan
0916-570-4812 (Globe)
0949-776-5311 (Smart)

## Sinong Andang?
## (Tungkol sa may-akda)

**Andang Juan**
(Raquel "Kel" Juan)
b. 1986

Si Andang Juan ay hindi sikat na guro at hindi rin sikat na makata.

Bagamat Andang ang ginagamit na pangalan sa bahay at sa kanyang mga tula, sa palayaw na Kel siya nakagisnang tawagin ng mga kaklase't kaibigan, guro at kaguro.

Mga Kapampangan ang mga magulang ni Kel pero sa Tagaytay na siya ipinanganak. Gaya ng maraming promdi, wala silang permanenteng tirahan, kaya't sa maraming lugar lumaki si Kel—sa Cavite, Batangas, at Laguna.

Nagtapos ng BA Communication Arts sa Unibersidad ng Pilipinas-Los Baños (UPLB) si Kel. Sa kasalukuyan, kumukuha siya ng MA Filipino sa De La Salle University-Dasmariñas (DLSU-D)—dito na rin nagturo si Kel pagkagradweyt sa kolehiyo noong 2008 hanggang 2009. Sa ngayon, sa Cavite State University (CavSU) na siya nagtuturo ng wika at panitikan. Nagsusulat din siya ngayon ng balita para sa *Inang Bayan*, lokal na pahayagan sa Cavite.

Sa UPLB, si Kel ay naging pangkalahatang kalihim ng Samahan ng Kabataan para sa Bayan (SAKBAYAN), publicity commitee head ng UPLB Samahang Layb (Layb), isang grupo ng mga makatang sumusulat sa wikang Filipino, naging kalihim ng Kapatirang Plebeians-UPLB Curia (Plebes), kasama sa College of Arts and Sciences Student Council (CAS-SC), naging features editor ng Los Baños Billboard, at founding member ng UPLB Zoom Out Multimedia Collective (Zoom Out). Gumanap na rin si Kel sa isa sa mga dula ng playwright na si Layeta Bucoy—pero isang beses lang 'yon.

Aktibo rin si Kel sa iba't ibang worksyap sa pagsulat ng tula sa loob at labas ng UPLB. Lingguhang ginaganap ang palihang nilahukan niya sa Layb, sumali rin siya sa taunang worksyap ng Linangan sa Imahen, Retorika, at Anyo (2007), at sa Montaggio Writers Workshop ng DLSU-D (2009). Limitado ang mga natutuhan niya sa mga palihang ito kaya't nagsisikap si Kel na lumubog sa batayang masa sa pamamagitan ng paglahok bilang instruktor sa mga palihang inoorganisa nila.

Ang ilan sa mga sanaysay ni Kel ay lumabas na sa Exposure Magazine ng Southern Tagalog Exposure at binigkas na rin sa maliliit na symposia sa





## Para saan ang manwal na ito?
## (Introduksyon sa manwal)

Regular na naglulunsad ng mga pagtitipong dinadaluhan ng mga mag-aaral na bahagi ng kani-kanilang mga publikasyong pampaaralan ang College Editors Guild of the Philippines (CEGP), at layunin ng ganitong gawain ang pagkonsolida at pagpapatibay sa puwersang mag-aaral, gayon din ang paglinang sa mga kakayahan sa pagsulat at pagpapaunlad sa kamalayang makabayan ng mga mag-aaral. Sa pamamagitan ng mga journalism skills training (JST) ay naisasakatuparan ang mga layuning ito. Kasama sa training na ibinibigay sa mga mag-aaral sa kolehiyo man o high school ang pagtula.

Ipinamumudmod ang manwal na ito sa mga delegado at kasapi ng CEGP. Maaari itong gamiting tulong/gabay sa mga magtuturo o mag-aaral ng pagtula.

Ang manwal na ito ay bunsod ng hangaring makapagpaabot ng dagdag na tulong sa mga mag-aaral na nagnanais na mapaigting ang talino at talento sa pagtula. Sinusubukang sagutin sa pamamagitan ng manwal na ito ang ilang karaniwang katanungan ng mga kabataang makata hinggil sa sining ng pagtula. Pero higit na binibigyang-diin nito ang papel ng tula sa pagsusulong ng kaisipan at kulturang mapagpalaya at ang tungkulin ng makata/tagalikha sa pagmumulat at pagpapaunawa sa mamamayan sa tunay nilang kalagayan sa lipunan.

Isinama sa manwal na ito ang ilang mga tulang maituturing na naging makintal di laman sa kasaysayan ng panulaang Pilipino, maging sa kasaysayan ng bansa. Marami sa mga tulang kabilang dito, bagamat nalathala na, ay hindi karaniwang natatalakay sa maraming mga paaralan. Umaasa ang naghanda ng manwal na ito na sa pamamagitan nito ay lumawak ang bilang ng mga kabataang lumilikha ng tula, nagbabasa ng tula, nakikinig sa tula, at bumibigkas ng tula. Hinahangad din na mahimok ang mas maraming kabataan na armasan ang kanilang mga sarili ng matalas na panulat at gamitin ito sa paglalantad sa mukha ng mapang-aping puwersa tungo sa pagpapalaya sa sarili at sa sambayanang Pilipino.

Patuloy na susulat at lilikha ang mga kabataan pero hindi na nananatiling para makaraos lamang.

Andang Juan
Bacoor, Cavite
Pandaigdigang Araw ng Kababaihan, 2011

## Ano ang tula?
## (Kahulugan, kahalagahan at tungkulin ng tula)

Sa panahon ng Facebook at globalisasyon, ano pa nga ba ang silbi ng tula? May bisa at kapangyarihan pa ba ang tula? At bakit masigasig pa rin ang maraming kabataan sa paglikha ng tula?

Sa UP Diksiyonaryong Filipino (2001), nakatala ang kahulugan ng tula:

1. akdang may mga taludtod, lalo na ang may nalinang na anyong pampanitikan, natatangi sa masidhing gamit ng salita at ritmo upang ipahayag ang isang malikhaing pagtingin sa isang paksa;
2. akda na bagaman malayang taludturan ay natatangi sa napakagandang wika at kaisipan.

Ang makita ang mga bagay-bagay sa paligid sa paraang di karaniwang nakikita ng ordinaryong mga mata (o nararamdaman ng alinmang pandama ng mga ordinaryo) ay katangi-tangi sa mga makata, "malikhaing pagtingin sa isang paksa" ang tawag dito ng UP Diksiyonaryong Filipino. May kakayahan ang makata, sa isang espesyal/kakaiba/katangi-tanging paraan, na ipakita sa kanyang mambabasa ang iba't ibang bagay na nasa paligid, tungkol sa buhay, o sa lipunang parehong ginagalawan ng manlilikha at mambabasa. Naipapahayag ito ng makata sa isang malikhaing paraan. Kaya niyang laruin ang mga salita. Alam niya kung aling mga salita ang pipiliin, aling salita ang akmang gamitin para lubos at tiyak na maiparating ang kanyang mensahe. Sa pamamagitan ng iilang mga salita, laging higit sa literal na antas ang kahulugang kanyang nalilikha. Para magawa ito, gumagamit siya ng mga tayutay o talinghaga (simile, metapora, hyperbole, ironya, personipikasyon, oxymoron, atbp.).

May mga makatang komportable sa tulang mayroong tugma at sukat. Tradisyonal na paraan ito ng pagsulat ng tula. Ang tugma ay tumutukoy sa "...pagpapare-pareho ng tunog sa dulo ng dalawa o mahigit pang taludtod" (Almario, 1991). Ibig sabihin, sa tula, dapat ay magkakatunog ang mga dulong ponema (bagamat sa kasalukuyan ay may tinatawag na ring "internal rhyme," ibig sabihin, maaaring sa gitna o sa loob ng mga taludtod ay maaaring magkaroon ng mga ponemang magkakatunog). Samantala, ang sukat naman ay tumutukoy sa "...bilang ng pantig sa loob ng isang taludtod" (Almario, 1991). Dapat, pare-pareho ang bilang ng mga pantig sa bawat linya ng tula—kung mayroong 12 pantig sa unang linya, dapat ay may ganitong bilang ang mga susunod na linya. Sa katutubong sining ng pagtula, nagiging tula ang tula dahil sa dalawang mahahalagang sangkap na ito. Importante ang tugma at sukat dahil ang mga ito ay nakakatulong para madaling maalala o masaulo ng mga mamamayan ang tula lalo na sa panahon ng oral na panitikan. Madaling naisasalin ang mga tula (epiko o awit, atbp.) sa mas batang henerasyon sa



kaayusan lamang kasi uubra ang kanilang "expertise."

Hindi na tumutula ang mga Pilipino para sa kanilang aliwan. Tumutula tayo dahil may gusto tayong sabihin, may *kailangan* tayong sabihin at hindi sapat ang mga ponemang kayang likhain ng mga labi at dila. Minamaksimisa ng pagtula ang iba pang pandama para lubos na mapatagos sa masa ang tunay nilang kalagayan sa bayan.

Ang tula ay hindi na tulad ng awit ng Adarnang nagpapahimbing sa bayani. Sa halip, ang tula ay ang katas ng dayap na ipapatak sa nag-aantak na sugat para lalong magising ang bayani at makita't maramdaman ang tunay na kondisyon ng bayang ginagalawan.

## Mga sanggunian


Almario, Virgilio. 1991. *Taludtod at Talinghaga: Mga Sangkap sa Katutubong Pagtula*. Pasig: Anvil.

Almario, Virgilio, pat. 2001. *UP Diksiyonaryong Filipino*. Lungsod Quezon: UP-SWF at Anvil.

Barrios-LeBlanc, Joi. 2010. "Searching for Metaphors: Notes on the Teaching of Filipino Through the Reading and Writing of Poetry." *Essays on Philippine Language and Literature*. Ruth Elynia Mabanglo at Rosita Galang, mga patnugot. Maynila: Anvil.

Lacaba, Jose. 2002. *Kung Baga sa Bigas: Mga Piling Tula*. Lungsod Quezon: UP Press.

Pinpin, Axel. 2008. *Tugmaang Matatabil: Mga Akdang Isinulat sa Libingan ng mga Buhay*. Lungsod Quezon: Southern Luzon Voices.

Reyes, Soledad. 2005. "Mga Puwang sa Pagitan ng Laman: Ang Makabagong Teorya." *A Dark Tinge to the World: Selected Essays (1987-2005)*. Lungsod Quezon: UP Press.

Tolentino, Roland. 2009. "Tatlong Tesis sa Pagsulat." *Pag-aklas/Pagbaklas/Pagbagtas:Politikal na Kritisismong Pampanitikan*. Lungsod Quezon: UP Press.

**Kung Ibig Mo Akong Makilala**
Ruth Elynia Mabanglo

Kung ibig mo akong makilala,
lampasan mo ang guhit ng mahugis na balat,
ang titig kong dagat—
yumayapos nang mahigpit sa bawat saglit
ng kahapon ko't bukas.

Kung ibig mo akong makilala.
sunduin mo ako sa himlayang dilim
at sa madlang pagsukol ng inunang hilahil,
ibangon ako at saka palayain.

Isang pag-ibig na lipos ng lingap,
tahanang malaya sa pangamba at sumbat
may suhay ng tuwa't ang kaluwalhatia'y
walang takda—
ialay mong lahat ito sa akin
kung mahal mo ako't ibig kilalanin.

Kung ibig mo akong kilalanin,
sisirin mo ako hanggang buto,
liparin mo ako hanggang utak,
umilanglang ka hanggang kaluluwa—
hubad ako roon: mula ulo hanggang paa.

## May silbi pa ba ang tula? (Kongklusyon)

Babalikan natin ngayon ang tanong na ito: "May silbi pa ba ang tula?"

Tumutula tayo dahil humaharap tayo sa lalong umiigting na krisis panlipunan. Tumutugon tayo sa pamamagitan ng pagtula. Pinili natin ang pagtula dahil pinili nating tumindig sa bawat isyung kinakaharap natin, lalo na ng malawak na naaapi, ng batayang masang manggagawa't magsasaka. Pinili nating tumula dahil pinipili natin ang ganap na pagbabago at tunay na pagkakapantay-pantay. Panulat ang huhukay sa paglilibingan ng lipás na sistemang panlipunan.

Nagiging epektibo ang tula kung ito ay tumatalakay sa makintal na karanasan ng tao. Mahusay ang tula kung matapang nitong binubulgar ang hindi sinasabi ng radyo at telebisyon. Nagkakaroon ng panlipunang kahalagahan ang isang tula kung mulat na winawasak ng makata ang kahong nilikha ng mga institusyong nagbabalatkayong makabayan pero ang totoo'y nagsisilbi sa interes ng kasalukuyang estado. Sa kasalukuyang



tulong ng tugma at sukat. Kumbaga sa kanta, nakaka-LSS (last song syndrome). Halimbawa:

**(Salawikain)**

Obos obos biyaya (7)
Bucas nama, i, tunganga. (7)

**(Salawikain)**

Ang sugat ay cun tinangap (8)
di daramdamin ang antac, (8)
ang aayao, at di mayag (8)
galos lamang magnanacnac. (8)

Mapapansing ang unang salawikain na nasa itaas ay mayroong sukat na pipituhin (7 pantig) samantalang ang ikalawa naman ay wawaluhin (8 pantig). Ang dulong tunog ng unang salawikain ay /â/ (may impit na tunog o glottal stop). At ang ikalawang salawikain naman ay mayroong tugmang malalakas. Kabilang sa tugmang malalakas ang mga ponemang /b, k, d, g, p, s, t/. Itinuturing namang may mahinang tugma ang mga tunog na /l, m, n, ng, r, w, y/ (Almario, 1991). Ang kalakasan o kahinaan ng tugma ay nakabatay sa buka ng bibig o kislot ng mga labi at iba pang bahagi ng bibig na nakakatulong sa paglikha/pagbigkas ng tunog, kasama rin ang paglabas ng hangin. (Tandaang hindi nangangahulugang mahina na rin ang tula kung mahinang tugma ang gagamitin.)

Katutubong mga tula ang nasa itaas. Ang tulang mayroong tugma, pipituhin ang sukat at may apat na linya o taludtod ay tinatawag na tanaga. Samantala, ang tulang mayroon namang wawaluhing sukat ay tinatawag na dalít (mabilís). Marami pa ring gumagawa ng mga tulang mayroong katutubong anyo sa kasalukuyan. Sa ganitong paraan, naipakikilala sa mga kabataan ang mayamang kasaysayan ng sining ng pagtula ng mga Pilipino at sa gayo'y napananatili ang katutubong paraan ng pagtula. Halimbawa:

**Kabaret**
Rio Alma

Ang sabi ko, Maganda ka.
Ang sabi mo, At di mura.
Ang sabi ko, Gusto kita.
Ang sabi mo, Bayad muna.

Pinakamahalagang sangkap ng tula ang talinghaga. Ito ang balong nagluluwal ng iba't ibang antas ng kahulugang maaaring mahiwatigan sa o ipahiwatig ng tula. Kadalasan, mayroong central image ang tula—at gaya ng kasasabi lang, ito ang nagsisilbing balon ng kahulugan. Para maigiya ang

mambabasa tungo sa gustong ipahiwatig ng makata, mahalaga na ang mga salitang gagamitin sa tula ay kaugnay, kapamilya o ka-universe ng central image. Halimbawa, kung ang central image ay "bigas," malamang ang mga ka-universe nito ay "binabayó, "kinikiskis," "pinipili," "hinuhugasan," "isaing," atbp. Tingnan ang halimbawa:

**Sining ng Pagtula**
Jose F. Lacaba

Kung baga
sa palay, ang tula
ay binabayo o kinikiskis,
saka tinatahip, bago
ialok sa madla.

Kung baga
sa bigas, ang tula
ay pinipilian at hinuhugasan
bago isaing.

Panghalo sa kaning-baboy
ang hugas-bigas, patuka
sa manok ang piniling palay,
ibinubudbod sa lupa
ang ipa at bato.
Ang inihahain sa mesa
ay kaning umaaso.

Kung baga sa bigas,
hindi rin naman mainam sa tula
ang sobrang kiskis at kinis.
Malinamnam ang milagrosa,
pero masustansya
ang bigas na pula.

Sa ars poetica ni Jose Lacaba na "Sining ng Pagtula," "bigas" ang central image na iniinugan ng iba pang mga salita at pahiwatig sa tula. Ipagpalagay na ginamit ang salitang "nata de coco" o kaya'y "tsinelas," magiging chopsuey ang tula at mababawasan ang bisa nito sa mambabasa. Madaling nauunawaan ng mambabasa sa literal na antas ang tula ni Lacaba, pero higit pa sa literal ang ipinahihiwatig nito. Pinakamakintal ang mga pinakahuling taludtod: "Kung baga sa bigas,/...Malinamnam ang milagrosa,/ pero masustansya/ ang bigas na pula.//" Ipinahihiwatig ng persona (ang nagsasalita sa tula) na higit na "masustansya," higit na mabuti ang "bigas na pula," literally; metaphorically, higit na "masustansya" ang mga tulang "pula," o ang mga tulang nagsusulong ng mapagpalayang ideolohiya at nagmumulat sa



**Pinya**
Andang Juan

Tiniis nating huwag kainin
ang mga pinahinog na pinya,
sa pagbabakasakaling
makalipas ang ilang araw
mula nang anihin,
may turistang darating
para ito'y bilhin.

Heto ngayo't winawalis na ni JR
ang nagkapira-pirasong mga pinya,
nabubulok na't di mapakinabangan.

**Beauty Pageant**
Andang Juan

Nakahilera,
Parang mga bote ng mamahaling alak
Ang mga babaeng
May mahahabang leeg at hita—
Pinagpipilian
Ng mga pinagpipitaganang
Tagapayo ng pangulo,
Mga pinuno ng pamahalaan,
At mga negosyanteng mahilig
Tumikim
Ng alak.

Ngayong gabi,
Sino ang makokoronahan?

**Usapang Imbo at Utoy**
Bits Victoria

Wika ng ama tapos ng trabaho:

Ang mahihirap
ay nakakatikim lang ng pagiging
Master
sa sardinas.

Wika ng ama tapos makakita ng eroplano:

Ang mahihirap
ay nakakapag-
around-the-world lang
sa yoyo.

Wika ng ama habang tumatawid:

Ang mahihirap
ay nakakasakay lang
ng taxi
sa likod ng manibela.

Wika ng anak pagdating sa bahay:

'Tay
Sawa na 'ko
sa pagiging mahirap
maging mayaman naman
tayo.

At lumabas ang ama para bumili
sa tindahan ng
Hope.



sambayanan.

Balikan ang mga salawikain sa itaas. Mapapansing tila nangangaral ang mga ito. Ang mga naunang mga makata ay inilalagay ang mga sarili sa posisyong sila ay tila "mas mataas" at mas marunong, at kung gayo'y may "K" (karapatan) na magmarunong hinggil sa mga bagay-bagay sa buhay ng tao. Kapuna-puna ito maging sa awit na *Florante at Laura* ni Balagtas. Hitik sa aral ang kanyang pinakasikat na akda. Halimbawa:

**Saknong 246 ng *Florante at Laura***
Francisco Balagtas

Kung ang isalubong sa iyong pagdating
ay masayang mukha't may pakitang giliw,
lalong paingata't kaaway na lihim,
siyang isaisip na kakabakahin.

Kaya't di na nakakapagtaka kung bakit ang karaniwang paraan ng pagbasa sa panitikan, o sa tula sa partikular, ay nakaangkla sa moralistikong pananaw—ibig sabihin, may kakayahan ba ang tula na magturo ng aral, ng konsepto ng tama't mali sa taumbayan? Sa katunayan, ayon kay Reyes (2005), "nag-uugat ang ganitong pagpapahalaga sa paniniwala na ang panitikan, upang maging mahalaga, ay dapat na bukal ng mga aral na maaaring magkabunga sa buhay. Ito ang moralistikong pananaw."

Bilang tugon sa moralistikong pananaw, nailuwal ang formalismo—higit na nagsasaalang-alang sa porma o anyo ng tula kaysa sa nilamaman o paksa. Sa formalismo, itinuturing "ang akda bilang likha...isang artifact, isang bagay na dumaan sa malikhaing proseso; isa itong daigdig na may sariling mga batas at alituntunin na siyang nagbibigay kahulugan dito" (Bennett at Jameson, ipinaliwanag ni Reyes, 2005). Sa madaling salita, naniniwala ang mga formalista na ang tula ay may sariling mundong malayo sa mundong ginagalawan ng lumikha nito—lutáng, detached. Para sa kanila, higit na mahalaga ang sangkap, ang anyo kaysa sa nilalaman. "Art for art's sake" ang mantra nila. Dagdag pa ni Reyes (2005), "Hindi *utile* (o pagiging isang gamit o instrumento), kundi *dulce* (kasiyahan o aliw na estetiko) ang layuning linawin ng Formalismo." Keber kung may makapangyarihang magsulong at magmulat ang tula. Ang importante'y ang "aliw na estetiko" na mahihita mula rito.

Lubhang nakalilimita ang ganitong pagtingin sa tula lalo na sa isang bansang maraming naghihirap. Kaya't sa bayang Pilipinas, may di matitibag na puwang ang mga tulang "pula," ang mga tulang mapagpalaya. Pansinin ang tula ni Jesus Manuel Santiago:

**Kung ang Tula ay Isa Lamang**
Jesus Manuel Santiago

Kung ang tula ay isa lamang
pumpon ng mga salita,
nanaisin ko pang ako'y bigyan
ng isang taling kangkong
dili kaya'y isang bungkos
ng mga talbos ng kamote
na pinupol sa kung aling pusalian
o inumit sa bilao
ng kung sinong maggugulay,
pagkat ako'y nagugutom
at ang bituka'y walang ilong,
walang mata.
Malaon nang pinamanhid
ng dalita ang panlasa
kaya huwag,
mga pinagpipitaganang makata
ng bayan ko,
huwag ninyo akong alukin
ng mga taludtod
kung ang tula ay isa lamang
pumpon ng mga salita.

Aanhin nga naman ng maralita ang tula kung ito ay isa lamang "pumpon ng mga salita," kung puro dulce lamang. Kinikilala ng makatang may malasakit sa lipunan ang mahalagang papel ng panulat sa pagtutulak ng ganap na pagbabagong panlipunan. Sabi nga ni Tolentino (2009):

> ...ang pagsusulat ay gawaing politikal. Kapag sinabing 'politikal,' mayroong itong nais baguhin at itransporma, layuning nais makamit, at lipunang nais marating. Ibig sabihin, mayroong mas egalitaryong kalagayang naroon sa makakamit na hinaharap kaysa sa kasalukuyan. Mas magandang tanawin ang 'doon' kaysa ang 'dito.' Pero kailangan pa ring gamitin ang lente ng 'dito' para makita ang hangganan ng 'doon.'

Sumusulat ang makata hindi para makaraos lamang, hindi para ilabas ang sama ng loob, lungkot, o kilig na nararamdaman. "Magsalsal ka na lang!" ang sasabihin ng guro kung ikaw ay magsusulat para lamang mailabas ang personal na sentimyento, kung ikaw lamang ang



Dalaga, marikit.
Sabik sa overtime at di-nagkakasakit.
Baon sa utang at Koreanovela fanatic.

Educational background:
Enrolled sa agency at five-month contract.
Walang kurso sa unyonismo at pag-i-strike.

Working Experience:
Bihasa sa makinang Hi-Speed, Juki o Singer.
Mangmang sa usaping CBA, piket o istrimer.

Expertise at skill:
Tumabas, mag-ohales, lumilip ng tahimik.
Tumangis, magtiis, lumirip ng walang-imik.

**Kapeng Kabitenyo**
Axel Pinpin

Hindi ko piho ang pagkakaiba ng aroma ng Robusta, Barako,
Tagalog at Arabica; napagkamalan ko pa ngang aratilis

ang pula-kahel-lungti-itim na kapeng nakabilad
sa harapan ng kapitbahay na taga-Buna Lejos. Ang pagnanasa't

pakinabang nitong dila sa kanyang pait at tapang ay di-lumampas
sa pangontra-hilong silbi niya tuwing umagang bumabaligtad

ang aking sikmura sa pakla't pait na hatid ng serbesa.
Hanggang makasalo ko ang mgataga-Amadeo, Silang at Tagaytay

sa bingaw na losang pinapawisan sa bagong-sulak na kape.
Napaghihiwalay ko na ngayon ang singhaya ng kainaman,

lasang-nangka, pait na nakakagising, init na pang-alis-gutom
at dugong hinigop sa magtatanim ng kape.

Samantala, ang sektoral na panitikan naman ay "binubuo...ng mga sektor na gumaganap at humuhubog sa konsepto ng mapagpalayang bansa...ang sektoral na panitikan ay pagkilala sa kontribusyon ng iba't ibang sektor sa mga ideya at kilusang naglalayon ng transpormasyon ng lipunan" (Tolentino, et al, 2009). Ang ilang mga sektor na nakagagawa ng sariling korpus ng panitikan ay ang sektor na nakabatay sa uri, sekswalidad at kasarian, lahi at etnisidad, henerasyon, at relihiyon. Halimbawa rin ng sektoral na panitikan ang mga tula ni Axel Pinpin na mababasa sa itaas. Madalas na tinatalakay ni Pinpin sa kanyang mga tula ang buhay at damdamin ng uring manggagawa at uring magsasaka.

Narito ang iba pang halimbawa ng sektoral na tula:

Ilabas ang angas!

Sabi ni Tolentino (2009), "kung iisipin, angas naman talaga ang nagpapagalaw ng utak ng manunulat na nag-uudyok sa kanyang imahinasyon para dalhin siya sa mga insight at perspektibang hindi pa lubos na nararating. Angas ang nagpapaikot ng mundo ng manunulat. Ito ang kapasidad ng manunulat na maging kritikong panlipunan o maging pasibong nilalang."

Bigyan ng direksyon ang angas. Kung tutuusin, mayroon lang dalawang pagpipilian ang mga makata—ang maging pasibong tagapaghatid ng walang kawawaang mensahe o maging aktibong tagalikha ng kahulugan katuwang ang aktibong mambabasang mamamayan.

## Ano bang *dapat* isulat?
## (Rehiyonal at Sektoral na Panitikan)

Kagaya ng nabanggit na, malaki ang papel na ginagampanan ng mga makata. Isa sa mga mahahalagang tungkulin ng makata ang aktibong pakikilahok sa pagbuo ng Pambansang Panitikan. Tinalakay nina Tolentino, et al (2009) na "madalas mabanggit ni Lope K. Santos ang pangangailangang mabigyang tinig ng tunay na panitikan ng bayan ang 'saloobin ng bayan' na makapagmumulat sa lalong nakararami." Samakatuwid, ang tulang makakatulong sa pagbuo ng Pambansang Panitikan ay ang tulang walang takot at walang alinlangang tumatalakay sa saloobin ng nakararaming mamamayan, partikular ng mga naisantabi (marginalized). Dapat bigyang puwang ng makata sa kanyang akda ang pagpapalakas sa panitikang rehiyonal o bernakular at panitikang sektoral. Sapagkat "ang konseptong pambansa ay hindi lamang tumutukoy sa isang kabuuan o totalidad. Isa rin itong kilusan tungo sa paghubog at pgbibigay-substansya sa tunay na demokratikong lipunan" (Tolentino, et al, 2009). Dagdag pa, "ang panitikang pambansa ay pagkilala sa mga panitikang likha ng mga puwersang mapagpalaya sa lipunan" (Tolentino, 2009). Sa pagpapalakas sa panitikang rehiyonal at sektoral, napalalakas din ang Panitikang Pambansa. Magandang halimbawa ang mga tula ni Axel Pinpin. Walang habas niyang ginagamit ang mga salitang bernakular sa Cavite kaalinsabay ng masinsin na paglalarawan sa kolektibong karanasan ng mga magbubukid at manggagawa sa Cavite, maging ng mga bilanggong politikal, at pagtataguyod ng kaisipang mapagpalaya sa kanyang mga tula.

**Wanted: Hi-Speed Sewer**
Axel Pinpin

Babae, masipag.
Hindi bababa sa trenta anyos ang edad.
Hindi tataas sa minimum wage ang bayad.



makikinabang sa iyong tula, kung hindi naman ito makakatulong para maunawaan ng masa ang tunay na kalagayan ng lipunan, para malaman nila kung bakit "mayaman ang Pilipinas pero naghihirap ang sambayanang Pilipino." Bakit hindi makipagtalik? Hindi ba't sa pakikipagtalik ay dalawa kayong liligaya? Ang paglikha ng tula ay pakikipagtalik sa mambabasa. Dahil sa pakikipagtalik ay maaaring makabuo ng panibagong buhay na iluluwal sa pamamagitan ng madugong panganganak—rebolusyon. Paalala ni Tolentino (2009):

> Nagsusulat tayo dahil may politikal tayong layunin; lampas ito sa sarili. Nagsusulat tayo dahil may nais tayong baguhin. Mayroon tayong sarili at kolektibong bersyon ng isang mas matiwasay na lipunan sa hinaharap. Nagsusulat tayo dahil kailangan natin at ng lipunan. Nagsusulat tayo ng buhay para mabuhay. Pinili natin ito. Panindigan natin ito.

## Paano ba tumula?
## (Mga gabay sa pagharap sa blangkong papel)

Ang pagsulat ay disiplina.

Ang pagsulat ay isang disiplina, ito ang laging paalala ng mga nakatatandang makata. Ibig sabihin, hindi lang tuwing nasa mood dapat ilabas ang bolpen o tipahin ang keyboard ng kompyuter. Isa itong talentong dapat lalong pinaghuhusay sa pamamagitan ng regular na pagsusulat at mga pagsasanay. Laging magdala ng notbuk. Maglaan ng kahit 10 minuto sa pagsusulat araw-araw. Freewriting lang. 'Wag i-edit ang sarili. Isulat nang tuluy-tuloy kung anumang pumasok sa isip. Hawakan nang mahigpit ang matigas na bolpen. Himasin ito, himasin nang himasin hanggang mag-init. Pwedeng pumikit. Hanggang ito ay labasan—ng tinta.

Narito ang ilan sa mga writing prompt na pwedeng gawin:

Top Ten

Maglista ng kahit anong 10 bagay na kakaiba, kahit anong paksa ay pwede. Halimbawa, "10 bagay na gagawin ko kung mamamatay na ako bukas" o "10 bagay na itatanong ko sa presidente ng Pilipinas kung makakaharap ko siya ngayon."

The Rotten Poem o Mga Bulok na Tula (ipinaliwanag ni Barrios -LeBlanc, 2010)

Gumawa ng tulang may apat na taludtod. Simulan sa "Sa

__________ ng aking gunita..." Ang ikalawang [redacted] ay kinakailangang literal. Ang ikatlo'y dapat maglaman ng cross-sensory metaphors. At ang huli'y dapat may kinalaman sa mangyayari pa lamang sa hinaharap. Halimbawa:

Sa kaldero ng aking gunita,
Nananghalian ang mga uod
Nagpanting ang sikmura ko
Mamaya, isasaing ko kayo.

Bagay

Noong medyo bata pa si Dr. Bienvenido Lumbera at nagtuturo pa sa Ateneo, kasama sina Rolando Tinio at noo'y estudyante pang si Jose Lacaba, ay binuo nila ang grupong "Bagay Poets." Sa kanilang mga tula, binibigyan nila ng talino at kaluluwa ang mga bagay na wala namang buhay. Pinagsasalita nila ang mga bagay na di naman talaga nagsasalita. Pumili ka ng isang konkreto, tangible na bagay at pagsalitain ito.

Ekphrasis

Pwedeng paghalawan ng inspirasyon ang mga larawan o pintura (painting). Halimbawa:



"INSTANT" 24"X36" ACRYLIC ON CANVAS 2006



**Instant**
(batay sa pintura ni Caloy Gernale)
Andang Juan

At ikinumpas
ni Tita Maggi
ang mahiwagang baston:
Abrakadabra!
Mula sa mahiwagang sumbrero'y
hinugot ang maming
ulam natin ngayon.

Lucky me!
Bulong ni bunso.

Show don't tell.

Laging ipinapaalala ng mga guro ang mantra na "Show don't tell." Ang tula ay "showing," not "telling." Ang makata ay may mayamang imahinasyon. Sang-ayon si Tolentino (2009), "malikhain ang pagsulat dahil ito ay lumilikha ng bagong paraan ng kognitibong pagmapa sa karanasang pinapaksa nito." Sinusubukang i-freeze ng makata ang isang significant human experience para maipakita at maiparamdam sa mga mambabasa ang kakintalan ng karanasang napiling talakayin sa tula.

Simulan sa pag-iwas sa mga pang-uri (adjective) at pang-abay (adverb). I-maximize ang mga pandiwa (verb). Halimbawa, paano mo ipapakita at gagawing tila bagong karanasan ang kahirapan? Sipatin ang halimbawang ito:

**Putol**
Michael Coroza

May kanang paang
putol
sa tambakan
ng basura.
Naka-*Nike*.

Dinampot
ng basurero.
Kumatas
ang dugo.

Umiling-iling
ang basurero't
bumulong, "Sayang,
wala na namang kapares."